ٱدْعُ إِلَىٰ سَبِيلِ رَبِّكَ بِٱلْحِكْمَةِ وَٱلْمَوْعِظَةِ ٱلْحَسَنَةِ ۖ وَجَٰدِلْهُم

بِٱلَّتِى هِىَ أَحْسَنُ ۚ إِنَّ رَبَّكَ هُوَ أَعْلَمُ بِمَن ضَلَّ عَن سَبِيلِهِۦ ۖ

وَهُوَ أَعْلَمُ بِٱلْمُهْتَدِينَ

*"Anyayahan (ang Sangkatauhan) sa landas ng iyong Panginoon (sa Islam) ng may kaalaman (sa kapahayagan at Banal na Qur'an) at sa matuwid na pangangaral, at makipagtalakayan sa pamamaraang pinakamainam. Katotohanan lubos na nababatid ng Panginoon kung sino ang nangaligaw sa Kanilang landas, at Siya ang higit na nakbabatid kung sino ang mga napatnubayan."* Qur'an 16:125

# Magbalik Islam

## Isang bukas na Paanyaya

## عُد إلى الإسلام (دعوة مفتوحه)




تأليف: أحمد ريكالدي

راجعه وصححه

شعبة توعية الجاليات بالدمام

مركز الدعوة والإرشاد (حي عبدالله فؤاد)

الدمام: الرمز البريدي ٣١١٣١

هاتف: ٨٢٧٢٧٧٢، ٨٢٦٣٥٣٥

المملكة العربية السعودية

# Magbalik Islam

## Isang bukas na Paanyaya

Ang papuri ay sa Allah lamang. Nawa'y ang kapayapaan at ang pagpapala ay sumakaniyang Propeta na si Propeta Muhammad*, sa kaniyang sambahayan, at mga kasamahan.

Magbalik Islam, isang paanyaya na may malalim na kahulugan. Magbalik Islam, paanyayang ginagamit ng mga Muslim sa kanilang pangangaral ng salita ng Allah (swt). Paanyayang ginagamit ng isang Muslim upang hikayatin ang isang tao na magbalik sa tunay na relihiyon na ibinigay sa kaniya ng Allah. Ang Allah (swt) ay nagwika sa Banal na Qur'an:

*"Anyayahan (ang Sangkatauhan) sa landas ng iyong Panginoon (sa Islam) ng may kaalaman (sa kapahayagan at Banal na Qur'an) at sa matuwid na pangangaral, at makipagtalakayan sa pamamaraang pinakamainam. Katotohanan lubos na nababatid ng Panginoon kung sino ang*

*nangawalay sa Kaniyang landas, at Siya ang higit na nakababatid kung sino ang mga napatnubayan."* Qur'an 16:125

**Bakit magbalik Islam? Ano ba ang nais ipakahulugan ng salitang Islam? At bakit dapat tayong magbalik dito?**

**Dalawang dahilan kung bakit dapat tayong magbalik Islam:**

1. Sapagka't ito ang tanging relihiyon na ibinigay ng Diyos sa lahat ng Kaniyang nilikha.
2. Sapagka't ito rin ang unang relihiyon na sinunod ng mga ninunong Pilipino bago pa dumating ang mga Kastila o ang Kristiyanismo.

## ANO ANG ISLAM?

Ang Islam ay isang salitang Arabik na nangangahulugan ng ganap na pagsuko at pagpapasakop. Kapag ito ay ginamit sa terminong pangrelihiyon, ang kahulugan ay ganap na pagpapasakop at pagsunod sa nag-iisang Diyos - Ang Allah (swt).

Ang salitang Islam ay nagmula sa salitang "Salam" na ang kahulugan ay kapayapaan. Kaya't ang sinumang ganap na nagpapasakop at tumatalima sa utos ng Allah (swt) ay tumatanggap mula sa Kaniya ng tunay na kapayapaan.

## ANO ANG MUSLIM?

Ang salitang Muslim ay katawagan sa isang nilalang na ganap na nagpapasakop at tumatalima sa utos ng Allah (swt).

## SINO ANG ALLAH?

Ang Allah ang siyang tunay at tanging Tagapaglikha. Siya ay walang anak, hindi Siya ipinanganak at Siya ay walang katulad. Siya ay hindi lamang Diyos ng mga Muslim o ng isang tribo o pangkat ng tao, bagkus Siya ang Diyos ng lahat at Siya lamang ang karapat-dapat sambahin at wala ng iba pa. Siya lamang ang pinasasamba ng lahat ng Propeta simula pa kay Adan na siyang kauna-unahang taong nilikha ng Allah.

Ang Allah ay maliwanag na nagpahayag ng Kanyang sarili ayun sa sumusunod;

*"Allah, walang ibang Diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya. Ang Buhay, Ang Walang Hanggan. Ang antok at idlip ay hindi makapangyayari sa Kanya. Siya ang nag-aangkin ng lahat ng mga nasa kalangitan at kalupaan. Sino baga kaya ang makapamamagitan sa Kanya malibang Kanyang pahintulutan? Talastas Niya ang nakaraan o hinaharap at maging ang lingid (sa Kanyang mga nilikha) walang makaaabot sa Kanyang kaalaman malibang Kanyang naisin. Ang Kanyang Kaharian ay abot ang mga kalangitan at kalupaan, at Siya ay hindi nakadarama ng kapaguran at pagpapanatili sa kanila, sapagka't Siya ang Kataas-taasan, ang Kabanal-banalan."* Qur'an 2:255

Pinananatili ng mga Muslim na Siya ay tawagin sa Kanyang pangalang Allah dahilang Siya mismo ang nagbigay ng Kanyang pangalan sa pamamagitan ng kapahayagan na ipinadala Niya sa Kanyang Propeta.

## DALAWANG URI NG PAGSUNOD SA DIYOS (ALLAH)

May dalawang uri ng pagpapasakop at pagsunod (Islam) sa nag-iisang Lumikha at Panginoon ng lahat.

**1. LIKAS NA PAGSUNOD** (inherent-unavoidable). Ang Likas at di-maiiwasang pagsunod sa kalooban ng Allah (swt).

Ang lahat na nilikha ay nasasakop o sumasailalim ng "Likas na pagsunod ". Walang sinumang nilikha ng Allah ang maaring tumanggi at sumuway sa Kanyang mga kautusan.

**HALIMBAWA:** Ang araw ay binigyan ng Allah (swt) ng kautusan na sumikat at lumubog sa oras na itinakda sa kaniya, na ito ay manatili sa lugar na itinalaga sa kaniya. Ito ay hindi dapat na lumapit o lumayo kahit bahagya man sa mundo, kaniyang tungkulin magbigay liwanag, init at iba pa.

At dahil ang araw ay nasasakop sa tinatawag na "Likas na pagsunod (Islam)" na kaniya namang ginagampanan ang kautusang ito ng Allah (swt) nang walang pagsuway simula pa nang ito ay

likhain. Ang hangin, tubig, apoy, puno, hayop atbp, ay nilikhang lahat ng Allah (swt) na may kani-kaniyang utos na sinusunod. Sa literal na pananalita, sila ay nasa ilalim ng " Likas na pagsunod (Islam) ".

Ganoon din naman, sila ay literal ding matatawag na mga Muslim sapagka't ang isang Muslim ay yaong mga tunay na sumusunod sa utos ng Allah (swt) at lubusang nagpapasakop sa Kaniya. Dapat din nating mabatid na ang isang tunay na Muslim ay hindi yaong nagsasabi na siya ay isang Muslim o ipinanganak sa bansang Muslim. Ang tunay na Muslim ay hindi rin yaong mga tao na ang mga magulang ay Muslim, Hindi ito ang pagkakakilanlan sa isang tunay na Muslim. Ang tunay na Muslim ay yaong mga tunay na sumusunod ng walang pasubali sa mga batas ng Allah (swt) at tanging Siya lamang ang pinag-uukulan ng pagsamba.

**2. KUSANG-LOOB NA PAGSUNOD** (voluntary or Islam by choice).

Ang kusang-loob na pagsunod sa mga utos ng Allah (swt) (Islam by choice), ay pagsunod ng may

pagpapasya, maaari niya itong sundi o hindi, Siya ay may layang magpasya ayon sa kaniyang nais. May dalawang uri sa mga nilikha ng Allah (swt) ang pinagkalooban Niya ng layang pumili at magpasya ayon sa kanilang sariling kagustuhan. **Ito ay ang jinn at tao.**

Ang sumunod ng kusa sa mga kautusan ng Allah (swt) ang matatawag ng Muslim, Muslim sa diwa ng tunay na pagtalima sa utos ng Diyos, hindi pinilit bagkus ito ay kusa.

Sa aking panimulang mga Paliwanag, tinalakay ko na tayo ay dapat magbalik-Islam, sapagka't ito ang relihiyon ng lahat ng mga nilikha ng Diyos. Tinalakay ko na ang tao ay binigyan ng layang pumili upang siya ay sumailalim sa "Kusang-loob na pagsunod" (Self will). Kabilang sa kalayaang ito ay ang piliin ang relihiyon na ibinigay sa atin ng Allah: Ito ay ang Al- Islam.

## ANG TAO SA ILALIM NG "FITRAH"

Ang tao sa simula pa lamang nang siya ay likhain ng Allah (swt) siya ay sumasailalim na sa ***"Likas na pagsunod"***. Sa sinapupunan pa lamang ng

kaniyang Ina, Ang tao ay nakasalig sa pagpapala at pag-gabay ng Allah (swt), Siya ay hindi sumusuway sa lahat ng kautusang itinakda sa kaniya ng Diyos.

Sa bahaging ito ng buhay ng tao siya ay nasa ilalim ng tinatawag na **"FITRAH"** (Arabik) na ang kahulugan ay banal na pagsunod ng tao sa kalooban ng Diyos (divine inclination of man to obey God). Ang estadong ito ng tao sa ilalim ng **"FITRAH"** ay hindi nawawala, nguni't maaaring malihis, malayo o maligaw. Sa simula pa lamang ang tao ay nasa tamang relihiyon (Islam, ng ganap na pagsunod at pagsamba sa iisang Diyos, ang Allah (swt) hanggang na siya ay isilang.

Sa dahilang ang bata ay wala pang lakas at hindi pa wasto ang kaisipan at talino na pumili at magpasya ayon sa kaniyang sariling kagustuhan, siya ay sunud-sunuran lamang sa lahat ng nais gawin ng kaniyang mga magulang o ng mga taong nag-aruga at nagpalaki sa kaniya. Ang mga taong ito sa kaniyang paligid ang siyang may kakayahang akayin siya sa tama o maling landas ng pagsamba.

**Sa isang tradisyon ni Propeta Muhammad (saws), siya ay nagsabi:**

***"ang bawa't sanggol ay ipinanganak sa ilalim ng "FITRAH", nguni't ang kaniyang mga magulang ay ginawa siyang isang Hudyo, o Kristiyano, o Pagano......"*** (Sahih Muslim - English trans. vol. 4 p 1398 # 6423)

Magkagayon, kung ang isang tao ay mabuhay ng nag-iisa at lumaking malayo sa anumang sibilisasyon, mamumuhay siyang sumasamba sa nag iisang Diyos na sa kaniya ay Lumikha. Kaya't kailanman ay hindi mangyayaring siya ay maging isang Hudyo, Kristiyano, o isang Pagano (tulad ng Hindu o Buddismo). Katiyakan na ang kanyang sasambahain ay ang nag iisang Diyos na may likha ng Langit at Lupa at ng lahat ng mga nilikha, sapagka't ito ang kanyang Likas na relihiyon. Ito'y sapagka't ang kanyang Fitrah (Likas na Pagsunod) sa Diyos ay hindi nabahiran ng maling katuruan.

Tulad ng katawan ng bata o ng tao, sa simula ay nagpapasakop sa mga batas na itinakda ng Allah (swt). Ganoon din naman, ang kaniyang puso at kaluluwa ay nagnanais na tumalima, sumunod at magpasakop sa Allah. Nguni't ang kaniyang mga

magulang o mga tagapag-alaga ay pinalaki siya at tinuruan na sumunod sa kanilang mga pansariling paniniwala. Ang mga paniniwalang ito ay turo at utos lamang ng tao at hindi utos ng Lumikha.

***Sa paglaki ng tao, ang relihiyon na kaniyang sinusunod ay hindi piniling kusa, bagkus ang relihiyong kaniyang sinunod ay tao lamang ang may gawa at turo lamang ng kanyang kapwa.***

Sa sandaling sapitin na ng tao ang wastong gulang at kaisipan at kaniya ng malaman ang tama sa mali, dapat na niyang alamin ang buong katotohanan, Nararapat siyang pumili at magpasya ayon sa sariling kalooban at kaisipan. Piliin at magpasya na sundin ang tunay na relihiyon na ibinigay ng Allah (swt), ang pagpapasakop lamang sa Allah (swt). Sa kalagayang ito, siya ay sasailalim na sa "Kusang-loob na pagsunod" sa Diyos. (Self free will).

وَهَدَيْنَٰهُ ٱلنَّجْدَيْنِ

**"At ipinakita Namin sa kanyan ang dalawang landas** (mabuti at masama)"

**BABALA !!!!** Sa bahaging ito ng buhay ng tao, Ang Satanas ay gagawa ng lahat ng paraan upang ang tao ay mapanatili niya sa maling relihiyon. Gagamitin ng Satanas ang mga magulang, kapatid, asawa, anak, kamag-anak, kaibigan, trabaho, kapitbahay, atbp., para lamang mapanatili niya ang tao sa maling relihiyong kaniyang kinagisnan.

Dito nmasusubukan ang pagpapasya ng isang tao kung papaano niya gagamitin ang kalayaang pumili ng tamang relihiyong nakalulugod sa Diyos na lumikha sa kanya.

Katotohanan na may malaking bilang ng tao ang nagsasabing mayroon silang sinusunod na relihiyon. Nguniit ang relihiyon na kanilang pinaniniwalaan ay hindi sila ang pumili. Ito'y kanila lamang kinagisnan o ipinayakap lamang sa kanila. Hindi sila ang pumili at hindi sila ang nagpasya.

Ang bawa't tao ay pinagkalooban ng Allah (swt) ng layang pumili........ginamit mo ba ang kalayaang ito? ***Ikaw ba'y kabilang sa mga taong hindi pinili ang relihiyong sinusunod at pinaniniwalaan?***

Kung piliin mong sundin ang iyong **"FITRAH"**, ang iyong likas na Pagsunod at pagsamba sa nag-

iisang Diyos - ang Allah (swt), ikaw ay tutulungan Niya, sapagka't nasasaad sa Banal na Qur'an :

***"At sinuman ang naisin ng Allah na patnubayan, bubuksan niya ang dibdib sa Islam..."*** Qur'an 6:125

**Alalahanin:** Ito ang dalawang uri ng pagsunod, Likas at Kusang-Loob.

Dapat nating tandaan na walang nilalang sa sanlibutan, na nilikha ng Allah (swt) maging ito man ay gumagalaw o hindi, may hininga man o wala, nag-iisip man o hindi, jinn man o tao ang hindi nasasakop ng ibinigay Niyang relihiyon,: ang Al-Islam, ***ang sambahin lamang Siya, tanging Siya.***

***"Hindi ko nilikha ang Jinn at ang tao maliban sa ako ay sabahin"*** Qur'an 51:56

**Ang ISLAM ay relihiyong hindi bago, hindi rin magbabago, at lalong hindi maluluma o lilipasan ng panahon. Ito'y mananatili magpakailanman, ang tanging pagsamba sa nag-iisang Diyos - ang Allah (swt).**

Ito ang relihiyon na hindi lamang para sa mga tao, ito'y relihiyon din ng lahat ng nilikha: sa langit man o sa lupa o nasa tubig, sila ay sasamba at magpupuri sa Allah na lumalang sa kanila.

*"Sila ba ay naghahanap pa ng iba liban sa relihiyon ng Allah, samantalang ang lahat ng nilikha, sa langit man o sa lupa ay sumusunod sa Kaniya, Kusa man o Hindi, at sa Kaniya ang lahat ay magbabalik."* Qur'an 3:83

*"Ang pitong langit at ang lupa at ang lahat ng nanduruon ay nagpupuri sa Kaniya, at walang anumang nilikha na hindi nag-aalay ng pagsamba sa Kaniya; ngunit ang kanilang papuri ay di ninyo nauunawaan."* Qur'an 17:44

*"Matuwa ang langit at magalak ang lupa; humugong ang dagat, at ang buong naroon; sumaya ang bukiran at lahat na nasa kaniya; kung magkagayon aawit dahil sa kagalakan ang lahat ng punong kahoy sa gubat; sa harap ng Panginoon; sapagka't siya'y dumarating."* Salmo (Biblia) 96:11-13

Ang mga talatang ito sa Banal na Qur'an at maging sa Bibliya ay isang matibay na patotoo na walang

partikular na nilikha ang hindi nagpupuri sa Allah (swt) at sumasamba sa Kaniya, ***tunay na ang lahat ay nasa ilalim ng relihiyong Islam.***

**ITO ANG KATOTOHANAN !!!**

Isa lamang ang lumikha at ang lahat ay Kaniyang nilikha na nararapat sumamba, magpasakop at sumunod lamang sa mga ipinag-uutos Niya. Kung ang lahat ng nilikha ay sumasamba sa Allah (swt) ang nag-iisang Diyos, **nararapat bang hindi ka mabilang sa kanila?**

***Kung marami man ang hindi naniniwala sa Allah (swt) bilang nag-iisang Diyos na dapat pag-ukulan ng pagsamba, dapat bang maging isa ka sa kanila? Kung ikaw man ay nailihis lamang ng paniniwala o nailigaw o naturuan ng maling relihiyon ng ibang tao, nararapat kang magpasya at piliin ang pagsunod sa kalooban ng Diyos. Ikaw ay magbalik sa Kaniya!!***

**Ikaw ay magpasya, Ikaw ay magbalik Islam.**

Ito ang unang dahilan kung bakit dapat kang magbalik Islam, sapagka't ito ang tunay mong

relihiyon, ang relihiyon ng lahat ng nilalang, ang relihiyon maging ng ating Ninuno.

## MAIKLING KASAYSAYAN NG ISLAM SA PILIPINAS

Ang ikalawang dahilan kung bakit hinihimok ko kayong magbalik Islam ay batay na rin sa natatagong kasaysayan ng relihiyon sa ating bansa.

Bago pa dumating sa Pilipinas ang iba't ibang aral tungkol sa pananampalataya, likas na sa ating mga ninunong Pilipino ang sumamba sa Diyos. Bagama't ito ay hindi ayon sa katotohanan, sapagka't sila ay maibibilang sa tinatawag na **"ANIMIST"** o mga taong sumasamba sa lahat na halos ng mga bagay na nilikha maliban sa Dakilang Lumikha.

Ang sinasamba ng ating mga ninuno noon ay bundok, araw, buwan, bituin, puno, kidlat, kulog, apoy atbp, ngunit nang dumating ang aral ng Islam ang tunay na relihiyong galing sa Allah (swt), nagkaroon ng ganap na pagbabago sa kanilang buhay at relihiyon. Naitatag nila ang isang pamayanang Muslim. Ngunit ito'y hindi nagtagal.

Nang dumating ang mga dayuhang Kastila sa bansang Pilipinas sinakop nila ito at pinilit nilang palitan ang relihiyong Islam sa pamamagitan ng dulo ng espada.

Ang relihiyong Islam ay unang inihayag sa Pilipinas noong 1380 ng isang Arabo na si Sharif Makhdum, itinayo niya ang unang mosque sa Pilipinas sa Tubig Indangan, Sumunul, Tawi Tawi. Si Makhdum ay namatay sa Isla ng Sibutu at doon na rin siya inilibing.

Noong 1390, si Rajah Baginda ay dumating sa bansang Pilipinas at itinuloy niya ang naiwang gawain ni Sharif Makhdum. Ganoon din naman, dumating din si Abu Bakr sa Jolo noong 1450 at di naglaon siya ay ikinasal sa anak ni Rajah Baginda na si Prinsesa Paramisuli. Si Abu Bakr ang nagpasimula ng Sultanate sa Sulu at siya at ang kaniyang asawa ang siyang kauna-unahang Sultan at Sultana.

Matapos maitatag ang relihiyong Islam sa Sulu, ang mga Muslim ay kumilos patungong Mindanao sa pamumuno ni Sharif Kabungsuwan. Sila ay dumaong sa Maguindanao (ngayon ay Cotabato ) noong 1475, at di naglaon siya ay ikinasal kay

Prinsesa Tunina. Sila ang unang Sultan at Sultana sa Maguindanao.

Nang sumunod na mga taon, maraming Muslim na mga Datu mula sa Borneo ang dumating sa Pilipinas nang mabalitaan nila ang mabuting pagtanggap ng mga Pilipino.

Dumating sa bansang Piipinas ang sampung Datu at sila ay dumaong sa Panay. Ang mga Datung ito ay sina Datu Puti, Datu Sumakwel, Bangkaya, Dumangsol, Paiburong, Padhuhinog, ubay, Dumangsil, Dumalogdog, at Balensula (ngayon ay Valenzuela).

Si Datu Puti ang pinuno ng pangkat na ito sapagka't bihasa siya sa paglalakbay dagat. Sila ay dumaong sa San Joaquin, IloIlo ( noong araw ay kilala sa tawag na Siwaragan). Si Datu Puti at ang kaniyang siyam (9) na mga kasama ay binili ang mababang bahagi ng IloIlo kay Marikudo ang pinuno ng mga Itas (pygmies) at naitatag nilang ganap ang kolonya o komunidad ng Islam doon. Nang ang komunidad Islam ng mga taga Borneo ay ganap ng naitatag sa Panay, si Datu Puti, Datu Balensula at Datu Dumangsil ay naglayag patungong norte at sila'y dumaong sa Batangas.

Itinatag ni Datu Balensula at Datu Dumangsil ang kanilang komunidad doon sa Batangas subali't si Datu Puti ay nagbalik sa Borneo at bumagtas sa Mindoro at Palawan. Nang sumapit siya sa Borneo ay ibinalita niya ang kanilang naging karanasan. Bunga nito higit na marami pang mga taga Borneo ang naakit na magpunta sa Pilipinas.

## Ang Pagdating ng mga Kastila at Kristiyanismo

Nang dumating si Magellan sa Limasawa noong Marso 16, 1521, ang Pilipinas ay isa ng bansang Muslim.

**144 taon na ang relihiyong Islam sa bansang Pilipinas bago pa dumating ang mga Kastila o ang Kristiyanismo. Isang bansang sumasamba sa nag-iisang Diyos, ang Allah (swt).**

Katotohanang nakatala sa kasaysayan ng bansang Pilipinas na nang dumating si Legaspi (kapalit ng namatay na si Magellan), ang komunidad ng mga Muslim ay ganap ng naitatag sa Batangas, Pampanga, Mindoro, Panay, Catanduanes, Cebu, Samar, Manila, Palawan, Mindanao at Sulu. Ang

unang Muslim na nagtanggol sa kalayaan ng Pilipinas at relihiyong Islam ay si Gat Lapu Lapu.

Noong Hunyo 3, 1571 ay naglunsad ang mga Kastila ng isang malaking pakikidigma sa mga Muslim sa Maynila. Ang Maynila noon ay pinamumunuan ni Rajah Soliman. Buong tapang niyang ipinagtanggol ang Maynila at Islam hanggang sa huling patak ng kaniyang dugo doon sa Bangkusay sa baybay dagat ng Tundo. Matapos magapi ng mga Kastila si Rajah Soliman at ang kaniyang mga kapanalig ay pinagpapatay ng mga Kastila ang maraming Muslim, bata man o matanda. Gayon pa man ang mga Muslim ay matatag at magiting na nagtanggol hanggang sa huling hibla ng kanilang hininga.

Dahil sa mahinang uri ng sandata na taglay ng mga Muslim (bolos at sibat) laban sa baril at kanyon ng mga Kastila, sila ay napilitang umatras at lumikas patungong probinsiya ng Rizal at ang lugar naiyon ay kilala sa ngayon sa tawag na Morong Rizal, at yaong mga lumikas patungo sa gilid ng mga ilog ay tinawag sa ngayon na Tagalog ( taga ilog ) gaya ng Cavite, Laguna atbp. Ang mga Muslim sa bayan ng Rizal ay patuloy na nakipaglaban sa mga Kastila at

ang lugar na iyon ay kinilala sa ngayon na Binangonan Rizal.

Ang mga Kastila ay nagtatag ng kanilang punong himpilan sa maynila at ipinagpatuloy ang pagsakop sa Isla ng Bisaya. Ang mga Muslim na hindi namatay sa labanan ay napilitang ipatat'wa ang relihiyong Islam at ipinayakap ang relihiyon ng mga Kastila ang Kristiyanismo sa dulo ng espada. Nguni't ang mga tapat na Muslim ay pinili pa ang libingan kaysa lisanin ang pagsamba sa nag-iisang Diyos-ang Allah (swt).

Ang mga Kastila ay hindi tumigil sa pananakop at hinangad nila na sakupin din pati ang Mindanao ngunit ang mga Muslim dito gaya ng Maranaw, Maguindanao, Tausog, Yakans, Samal at Sangil ay buong tapang at buong giting na nagtanggol at hindi pinayagan ang nais ng mga dayuhan. Nagtanggol sila noon at patuloy pa ring ipagtatanggol ang Islam hanggang sa ngayon.

Namayani ang mga Kastila sa bansang Pilipinas sa loob ng may apat na raang taon (400). Napakahabang panahon ang pagpipilit na lipulin ang lahat ng mga Muslim upang mabura nila sa kasaysayan ng Pilipinas ang relihiyong Islam.

Ngunit sila ay nabigo, hanggang sa ang pamumumno ng mga Kastila ay magwakas noong 1898 nang agawin ng bansang amerika ang Pilipinas.

**Lumasap man ng pansamantalang pagkalupig ang bansang Pilipinas, ang relihiyong Islam na bigay ng Dakilang Lumikha ay mananatiling nakatayo at matatag, na kailanman ay hindi matitinag.**

## PANGWAKAS NA SALITA:

Ito ang buod ng mensahe ng aklat na ito, na iisa ang relihiyong ibinigay ng Diyos sa lahat ng Kaniyang mga nilikha, ang relihiyong Islam. At ganoon din naman, ito rin ang kauna-unahang relihiyong niyakap ng ating mga ninunong Pilipino nang sila ay magising sa katotohanan, at sinunod nang may kabanalan.

**Alalahanin, hindi ito bagong relihiyon na ipapalit sa pananampalatayang iyong pinaniniwalaan sa ngayon, bagkus, ito ang dati mong relihiyon na kanilang pinalitan.**

Panahon na upang piliin mo ang relihiyong iyong ipamumuhay. Kung ikaw ay nailihis, o ikaw man ay kanila lamang iniligaw... Ikaw ay magpasya.... piliin mong sundin ang kalooban ng Dakilang Diyos, ang Allah (swt).

# Ikaw ay magbalik Islam

## ISANG BUKAS NA PAANYAYA

وَمَن يَبْتَغِ غَيْرَ ٱلْإِسْلَٰمِ دِينًا فَلَن يُقْبَلَ مِنْهُ وَهُوَ فِي ٱلْأٓخِرَةِ مِنَ ٱلْخَٰسِرِينَ

**"At sinuman ang maghanap ng ibang relihiyon maliban sa Islam, kailanma'y hindi ito tatanggapin sa kaniya, at sa kabilang buhay siya ay mapapabilang sa mga taong ang mga gawain ay nawalan ng kabuluhan."** Qur'an 3:85

## Dagdag na Paalaala:

* Ang lahat ng mga Propeta tulad ng mga sumusunod: Noah, Abraham, Moses, Hesus, at Muhammad (Ang Pagpapalala at Pagbati ng Allah ay sumakanila) ay iisa lamang ang inihatid na mensahe sa sangkatauhan, ito ay ang sambahin lamang ang nag-iisang Diyos, ang Allah, at huwag maglagay ng kasama Niya sa Kanilang Kaluwalhatian.

*Huwag hayaang lumagpas ang ganitong pagkakataon na mabasa ang Banal na Qur'an, ang bukod taning Banal na Aklat ng Diyos na nasusulat sa dalisay at orihinal nitong Kapahayagan.

* Alamin ang katotohanan hinggil sa tunay na relihiyong ipinadala ng Lumikha bago sumapit sa atin ang itinakdang kamatayan, Katiyakan, kapag ang tao ay patay na, hindi na siya maaaring bumalik pa sa mundong ito upang doon magpasiyang yakapin at sundin ang relihiyong ibinigay ng Dakilang Limikha (Allah).

* SWT - Subhanahu wa ta'ala
* Saw - Sallallahu Alayhi wa Sallam (Ang biyaya at pagbati ng Allah ay sumakaniya)

**Para sa karagdagang kaalaman sa Islam basahin ang mga sumusunod na Aklat:**

1. Ang Talakayan sa pagitan ng Kristiyano at Muslim.

2. Ang Tunay na Relihiyon.

3. Hesus anak ni Maria, Propeta hindi Diyos.

4. Hesus, Naipako ba sa Krus?

5. Ang Aklat na ito ay para sa iyo

6. Mga pinaniniwalaan sa Islam

7. Ang Banal na Qur'an.

**Magkamit ng mga libreng babasahin. Mangyaring sumulat sa amin sa:**

**Islamic Da'wah & Guidance Center**
**Dammam, Postal code 31131 – K.S.A.**

## PAGKILALA AT PASASALAMAT:

Pasasalamat sa pamunuan ng Islamic Da'wah & Guidance Center - Dammam, K.S.A., at sa lahat ng tumulong upang ang Aklat na ito ay mailimbag at nawa'y sumainyo ang biyaya ng Allah dito sa lupa at maging sa kabilang buhay.

**ANG LAHAT NG PAPURI AY SA ALLAH LAMANG.**

*Ang alipin ng Allah,*

**Ahmad Ricalde**

www.islamhouse.com